Filipino

# PAG-USAPAN PO NATIN!

www.pagusapan.com

البشرى

مجلة للتحاور - ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية

Year 6, Issue 54, Jan- Feb 2013 IPINAMIMIGAY NG LIBRE

العدد الرابع والخمسون - يناير 2013 م

# AIN JALUT

## Isang Labanang Bumago sa Kasaysayan

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف

جمعية النجاة الخيرية

# Pinoy Directory Kuwait



Aim Global Products, C24/7 etc.
Rockstars - Dream Team Alliance
Rodel Mustapha 50590709, 99983664, Romel 60099488, 99256128, JoeyTabs 66482289, Al Sali 66401232, 65559367, Abdullah (Jahra) 50911129,Toto Ahmad (Farwaniya) 69006689

Classic Herbs International Co.
(CHIC International) Instant Negosyo
Office No. 10, Mezzanine Floor, Jollibee Bldg., Kuwait City
Call Gerben Gumapac 66454291, 55884342, Viber 69996079

Cebuana Gulf Express Cargo
12 Al-Aziziya, Al-Asfour-2 Complex (Back of Sultan Center), Mangaf, Kuwait
Tels. 66610870, 69900554, 55775199, 23717182
Contact: Ms. Eva, cebuanagulfcargo@yahoo.com

Jgs Kabayan Online Store
Find us @ facebook

Baclaran Salhiya
For Shoes and Bags, B.15, Basement, Salhiya Tower, Kuwait City
Facebook: sbaclaran@yahoo.com, Tel. No. 22436473

Sister's Collection & Beauty Products
Basement, Hotline Billiard, Salhiya Tower
Opposite KFC (Kentucky Fried Chicken)
Contact: Ms. Rhoda Tel. 60932262

Mario's Restaurant Kuwait
Fahaheel near NBK behind Al Baha store
Telephone No. 23916677

Dra. Emily Zapanta
Filipino Pediatrician
Al-Sayegh Clinic, Mangaf Coastal Road
Opposite Fahaheel Sea Club
Email: info@alsayeghclinic.com
Telephone No. 65845687

ICSA Computer Institute
8h floor, Panasonic Tower, Maliya, Kuwait
Tels. 22467301, 22403408, 99302850, 96621592
website: www.icsa.us

Philippine Embassy Kuwait
Faiha Area, Block 6, Villa No. 153
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Tel. 22511806 ext. 2013 e-passport
Tel. 22511806 ext. 2015 marriage inquiry
Tel. 22528422 ext. 2001 operator
Fax no. 22511805
www.philembassykuwait.gov.kw

POLO (Phil Overseas Labor Office)
Faiha Area, Block 6, Villa No. 152
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Hotline 995-58527
Tels. 22528433, 22525082
Email: polokuwait2012@yahoo.com
Email: jabriyaowwakwt2011@gmail.com






- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center

# PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari

General Director
Khalid Abdullah Al-Sabea

Editor
Ullessis F. Abaya

Columnists:
Joselito Tabing
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Sis. Sarah Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Photography
Alvin Baltazar
Gervin Callo
Laurencio Bulosan, Jr.

PUBLISHED BY
Kuwait Philippine Cultural Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com







Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.




Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa: pagusapan@gmail.com



# ANG HIRAP NG BUHAY ABROAD

Ullessis Abaya, Sr.

Pag OFW, masarap pakinggan ang "ABROAD," Kaya yung mga naiwan mo, hingi dito, hingi doon. Pero bakit ganun? Yung iba, pag di mo napagbigyan at sasabihing gipit ka, nagagalit pa at sabihin sa iyong mayabang ka na dahil abroad ka.

Masakit man pero yan ang kadalasang nangyayari sa mga OFW nagkaroon ng gap o hindi pagkakaunawaan lalo na sa pamilya. Ang iniisip pa ng iba ay ang padala mo lang at hindi yung paano ka naghihirap sa trabaho, pati ang puyat at pagod mo. Kaya minsan hindi rin nagkakaunwaan sa bawat kapamilya mo dahil ang akala lang nila ay ayaw mo lang talagang magbigay kesyo sasabihin ang damot mo na at nagbago ka na.

Kahit papaano, pahalagahan natin ang perang kinikita natin dahil nag-abroad tayo upang mabigyan ng halaga bawat sentimong pinaghirapan natin. Hindi dahil abroad na tayo, lustay dito, lustay na doon, hindi ba? Hayaan mo na lang muna ang mga ibang kapamilya mo hindi mo man sila mabigyan lagi. For sure, one day maiintindihan din nila paano ba ang buhay abroad. Mostly kasi sa atin ang alam nila pag abroad na tayo, marami na tayong pera, pero hindi nila alam kung paano ang hirap natin sa ating mga trabaho, puyat, pagod at minsan gutom pa ang inabot natin sa banyagang amo natin.

Bilang OFW, nasaan man tayo, kailangan nating magsikap para sa ating pamilya at makaipon ng konting sapat , siguro maisip natin na umuwi na at sa Pilipinas na lang tayo mag-stay. Ang hirap ng buhay abroad, para sa akin mahirap kahit ano pang sabihin ng ibang OFW na hindi siguro sila naghihirap man lang pero kumikita. Buhay natin sa abroad, nagbago nga dahil nasa atin na ang lahat pero pagdating naman natin sa Pilipinas, for sure konting angat natin matitikman pero pagdating ng araw mawawala din ito.

Ugaliin po nating mag-impok kahit pakonti konti lang. Huwag nating ipadala lahat ang ating pinaghirapan para di tayo magsisi pagdating ng araw na tayo'y manalagi na sa Pilipinas. Buhay ko sa abroad, di ko rin masabi kung successful na ako kahit medyo mataas na rin ang aking kinikita, wala pa rin akong balak mag-"for good" dahil nasa isip ko hanggat kaya ko pang magtrabaho, sige pa rin. Ikaw kaya ganito din?

- Meneses Ching (gmanetwork.com/… /kwentongkapuso)




# KATAPUSAN NA NAMAN NG BUWAN...

Heto na ulit, katapusan na naman ng buwan. Parang pag ganitong end of the month, sanay na sanay na tayo. Tutunog ang mga celphone natin, nagmamatyag na may SMS na tayo. Saan kaya galing, sa GF kaya? Sa BF kaya? Si secret admirer? Ooops.. Mali pala. Galing ng Pilipinas! Excited pa tayong basahin agad kahit antok na antok pa tayo. Ang mensahe, “Nak, katapusan na kailan ka magpadala? Ang bayad ng bahay, ang bayad ng tubig at kuryente. Paano ang kaunting utang namin sa tindahan. Ang gamot ng Tatay mo?” O kayay galing kay Misis, “Bhe, padala ka na, Pambayad ng tuition ng mga bata, pambayad ng kuryente at tubig, pambaon ng mga anak mo.”

Mga daing nang ating mga kapamilya o mahal sa buhay na umaasa sa atin. Ang Sahod na inaasahan nila, kailangan maipadala. Minsan galit o yamot pa tayo sa kanila at salita ng salita kahit di naman nila ito naririnig. Pero kahit anu pang salita mo o yamot ka pa sa bandang huli, “Sige na nga, hintayin niyo na ang padala ko, walang matira man sa akin, okay lang po ito. Mapadalhan ko lang kayo. Kawawa naman si Totoy at Nene, O kaya’y kawawa naman si Inay at Itay at mga kapatid ko.” Kaya dali dali kang nagreply. “Bhe, hintayin mo na lang padala ko, padating na.” O kaya’y, “Nay, Tay magpapadala na po ako hintayin nyo na po.”

OFW tayo, alam natin ang ating obligasyon sa ating mga pamilya, yamot man tayo minsan pero wala tayong magagawa dahil sa atin sila umaasa at sa kanila naman talaga mapupunta ang pinaghihirapan natin dito sa abroad. Sabi ng karamihang OFWs kaya nga tayo andito sa malayong bansa para sa pamilya gaano man kalayo at kabigat para sa atin ang lahat, lahat tinitiis. Puyat, pagod at hirap, di natin ito iniintindi dahil ito ay para sa ating pamilya at mga mahal sa buhay.

Ooops.. payo ko lang po sa inyo kapwa ko OFWs, magtabi po tayo kahit kaunti lang. In case of Emergency (huwag naman sana) may madukot kang maipadala, o kaya’y para sa yo, may pambili ka ng gamot o anu pa man.

Salamat Kapwa OFWs. Pagpalain po tayo ng Poong Maykapal..

-- **Meneses Ching** (gmanetwork.com/.../kwentongkapuso)

Sa mga gustong magbahagi ng mga karanasan sa buhay habang nasa abroad, ipadala lang po sa BUHAY OFW
Dear Kuya Eli, ullessis@yahoo.com

# Ain Jalut

## ISANG LABANANG BUMAGO SA KASAYSAYAN

Isang hukbo ng malulupit na mandirigmang nakakabayo mula sa Mongolia ang lumusob, anupat winawasak ang bawat lunsod na ayaw sumuko. Noong Pebrero 1258, sinalakay nila ang Baghdad at winasak ang mga pader nito. Pumaslang sila at nandambong sa loob ng isang linggo. Ang lahat ng mga bansang Muslim ay takot na takot sa mga Mongol.

Noong Enero 1260, nang lumusob pakanluran ang mga Mongol, sinalakay din nila at winasak ang Aleppo, Sirya. Noong Marso, kusang sumuko sa mga Mongol ang Damasco. Di-nagtagal, sinakop nila ang Nablus (malapit sa sinaunang Sikem) at Gaza, na mga lunsod sa Palestina.

Si Hulegu, ang heneral ng mga Mongol, ay nag-utos na sumuko rin sa kanila si Sultan al-Muzaffar Sayf al-Din Qutuz, ang Muslim na tagapamahala sa Ehipto. Nagbanta si Hulegu na kung hindi sila susuko, masama ang sasapitin ng Ehipto. Halos 15 beses na mas marami ang mga kawal ni Hulegu kaysa sa hukbo ng Ehipto na may 20,000 kawal lang. «Nanganganib na malipol noon ang mga Muslim.» ang sabi ni Propesor Nazeer Ahmed, isang istoryador ng Islam. Ano kaya ang gagawin ni Sultan Qutuz?

### Si Qutuz at ang mga Mamluk

Si Qutuz ay isang Mamluk, isang alipin na may lahing Turko. Ang mga Mamluk ay dating mga kawal na alipin ng mga sultang Ayyubid sa Cairo,






*Lokasyon ng sinaunang lunsod ng Megido*

Ehipto. Pero noong 1250, pinatalsik ng mga aliping iyon ang kanilang mga panginoon at sila ang naging tagapamahala ng Ehipto. Si Qutuz, na dati ring kawal na alipin, ay nang-agaw ng kapangyarihan at naging sultan noong 1259. Isa siyang mahusay na mandirigma na hindi basta-basta susuko. Pero parang malabong matalo niya ang mga Mongol. Gayunman, may ilang sunod-sunod na pangyayari na makaaapekto sa takbo ng kasaysayan.

Nabalitaan ni Hulegu na si Mongke, ang dakilang khan ng mga Mongol, ay namatay sa Mongolia. Sa pangambang magkaroon ng agawan ng kapangyarihan doon, umuwi si Hulegu kasama ang karamihan sa kaniayng hukbo. Mga 10,000 hanggang 20,000 kawal lang ang iniwan niya sa pag-aakalang kaya nang sakupin ng mga ito ang Ehipto. Nakakita ngayon si Qutuz ng pag-asa. Naisip niyang ito na ang pagkakataon para talunin ang mga kaaway.

Gayunman, nasa pagitan ng Ehipto at ng mga Mongol ang isa pang kaaway ng mga Muslim - ang hukbo ng mga krusado na nagpunta sa Palestina upang angkinin ang «Banal na Lupain» para sa mga Kristiyano. Humingi si Qutuz sa kanila ng permisong dumaan at makabili ng mga suplay na gagamitin sa pakikipaglaban sa mga Mongol sa Palestina. Pumayag naman ang mga krusado. Si Qutuz lang kasi ang inaasahan nilang makapagpapaalis sa mga Mongol, na banta sa kanila at sa mga Muslim. Handa na ngayon ang mga Mamluk at mga Mongol para sa isang labanang babago sa takbo ng kasaysayan.

**Ang Ain Jalut sa Palestina**

Ang mga hukbo ng mga Mamluk at mga Mongol ay naglaban noong Setyembre 1260 sa Ain Jalut na nasa Kapatagan ng Esdraelon. Sinasabing ang Ain Jalut ay malapit sa sinaunang lunsod ng Megido.

Ayon sa istoryador na si Rashid al-Din, tinambangan ng mga Mamluk ang mga Mongol sa Megido. Pinagtago ni Qutuz ang karamihan sa kaniyang mga mangangabayo sa mga burol sa paligid ng kapatagan at inutusan ang isang maliit na pangkat na lumusob para umatake ang mga Mongol. Sa pag-aakalang ang pangkat

***Ang mga hukbo ng mga Mamluk at mga Mongol ay naglaban noong Setyembre 1260 sa Ain Jalut, na nasa Kapatagan ng Esdraelon***



na iyon ang buong hukbo ng mga Mamluk, ang mga Mongol ay sumalakay. Saka ngayon inutusan ni Qutuz ang nagtatagong mga mangangabayo na lumabas at umatake sa mga Mongol. Natalo ang mga mananakop.

Ito ang unang pagkatalo ng mga Mongol mula nang sumalakay sila pakanluran mula sa Mongolia 43 taon na ang nakalilipas. Bagaman di-gaanong malaki ang mga hukbong naglaban, ang Ain Jalut ay itinuturing sa isa sa pinakaimportanteng labanan sa kasaysayan. Dahil sa labanang iyon, hindi nalipol ang mga Muslim, napatunayan na puwedeng matalo ang mga Mongol, at nabawi ng mga Mamluk ang kanilang dating teritoryo.

Ang Resulta ng Labanan sa Ain Jalut

Ilang beses na bumalik ang mga Mongol sa Sirya at Palesitina, pero hindi na sila naging banta sa Ehipto. Ang mga inapo ni Hulego ay nanirahan sa Persia, nakumberte sa Islam, at nang maglaon ay naging tagapagtaguyod ng kulturang Islam. Ang kanilang mga teritoryo ay tinawag na Persianong ilkhanate, na ibig sabihin, «mas mababang khanate.»

Pero hindi nagtagal ang maligayang araw ni Qutuz dahil pinatay siya ng kaniyang mga karibal. Isa na rito si Baybars I, ang unang sultan ng muling nagsanib na kaharian ng Ehipto at Sirya. Itinuturing ng marami na siya ang tunay na tagapagtatag ng rihimeng Mamluk. Ang kaniyang bagong estado - organisado at mayaman - ay tumagal nang dalawa at kalahating siglo, hanggang noong 1517.

*Mga guho ng sinaunang lunsod ng Sikem; nasa likuran ang isang bahagi ng modernong lunsod ng Nablus*



Sa halos 250 taong iyon, pinaalis ng mga Mamluk ang mga krusado mula sa Banal na Lupain, pinasigla ang kalakalan at industriya, tinangkilik ang mga sining, at nagtayo ng mga ospital, moske, at paaralan. Sa ilalim ng kanilang pamamahala, ang Ehipto ang naging sentro ng mga bansang Muslim.

Ang labanan sa Ain Jalut ay nakaapekto hindi lang sa Gitnang Silangan kundi pati rin sa sibilisasyon sa Kanluran. «Kung nasakop ng mga Mongol ang Ehipto, baka nakapanakop din sila, pagbalik ni Hulego, sa Hilagang Aprika hanggang sa Kipot ng Gibraltar,» ang sabi ng magasing Saudi Aramco World. At dahil nakarating din noon sa Poland ang mga Mongol, madali na sana nilang masasakop ang Europa.

«Sa gayong kalagayan, posible kayang nagkaroon ng Renaissance sa Europa?» ang tanong ng magasing iyon. «Baka ibang-iba ang kalagayan ng daigdig ngayon.»

(Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines)

# ANG BAGONG BAYANI

***ni Rafael A. Pulmano***

Nilisan ang bansa kapalit ng dolyar
Singaporeang paslit ang inalagaan
Ang sariling anak, nalamnan ang tiyan
Gutom sa kalinga ng magulang naman.

Gurong naghahangad ng riyal na kita
Nag-domestic helper sa Saudi Arabia
Four years nagtiyagang pakadalubhasa
Sa ibang lahi pa nagpapaalila.

Dating chief engineer sa sariling nasyon
Sa abroad nag-apply: karpentero-mason
Noo'y naka-jacket sa lamig ng aircon
Sa init ng araw ay sunog na ngayon.

Sawa na sa laging galunggong ang ulam
Nagsikap marating ang bansa ng sakang
Sariling katawan ang ikinalakal
Umuwing mayaman, malamig na bangkay.

Nagtiis maglayo yaong bagong kasal
Upang pag-ipunan ang kinabukasan
Masakit na birong pag-uwi ng bahay
Nangulilang kabyak, may iba nang mahal.

Sila ang overseas contract workers natin
Masipag, marangal, at mapangarapin
Kahit may panganib, ayaw magpapigil
Legal o ilegal, bansa'y lilisanin.

Gobyernong kaylangan ang foreign currency
Passport, POEA at etceterang fee
Saludung-saludo, labis ang papuri
Sa OFWs - ang Bagong Bayani.

(ofw-bagongbayani.com)

# ANG TAMANG LOKASYON PARA SA IYONG NEGOSYO

**LOKASYONG TAMA AY MAGDADALA NG HIGIT NA PAGPAPALA.** Ang lokasyon ng iyong negosyo ay napakahalaga, depende sa uri ng iyong negosyo, ito ang magbibigay daan sa ikakatagumpay ng iyong negosyo kaya ito ay mahalaga sa paghahanap ng tamang lugar upang magsimula. Malaking oras ang iyong gugugulin sa pagsisikap at pagpaplano para sa paghahanap ng isang magandang lokasyon na magbibigay sa iyo ng magandang panimula.

Ang mga tips na ito sa paghanap ng isang magandang lokasyon sa negosyo ay makakatulong na malaman ang tamang lugar para sa iyo.

**ALAMIN KUNG SINO AT ANONG URI NG KUSTOMER ANG PARA SA IYONG NEGOSYO.** Alamin kung sino sa mga tao ang iyong magiging potensyal na kustomer na mas mangangailangan ng iyong produkto o serbisyo, ito ay mahalagang malaman upang matukoy mo kung maaari kang magtayo ng negosyo sa isang lugar.

Upang magkaroon ng isang pangkalahatang ideya ng iyong na-target na mga kustomer, mahalagang pag-ukulan ng pansin ang uri ng mga grupo na nahihikayat sa iyong negosyo.

Halimbawa sa isang negosyo na fast food chain, iyong mapapansin na ang karamihan sa mga mamimili ay mga pamilya, mga propesyonal at mag-aaral sa kolehiyo. Kapag ganito na uri, maaari kang maghanap ng lokasyon na kung saan ay may maraming bilang ng tao tulad ng suburbs (para sa mga pamilya) at campus (para sa mga mag-aaral sa kolehiyo) at mga opisina. Ang halimbawa nito ay pagtatayo sa loob ng isang shopping center o mall.

**MAGHANAP NG LUGAR NA WALA MASYADONG KAKUMPETENSYA.** Iwasan ang mga lugar na kung saan ikaw ay may maraming kakumpetensya, halimbawa, kung ikaw ay may-ari ng isang tindahan ng palamig, huwag maglagay ng negosyo sa tabi ng isa pang may tindahan ng palamig. Ang iyong negosyo ay hindi pa ganun kalaki upang makipagkumpetensya – kailangan mo munang magtrabaho at mapalawak ang iyong negosyo bago makipag-

kumpetensya. Sa halip, maaaring ilagay ang iyong negosyo sa isang lugar na may maraming tao na kung saan ito ay maaaring maging kapaki-pakinabang sa mga mamimili. Halimbawa, maaari mong ilagay ang iyong tindahan ng palamig malapit sa isang steak shouse. Pagkatapos ng masarap na pagkain sa restwran, ang mga taong ito ay maaaring pumunta sa iyong tindahan para sa isang masarap na palamig.

**SA LUGAR NA MAY MARAMING TAO.** Sa isang nagtitinging negosyo, ito ang pinakaimportanteng lugar upang ang mga produkto ay mabili sa mga kustomer. Maaari mong bilangin ang mga taong dumadaan sa buong maghapon upang matansya ang laki ng iyong magiging operasyon sa negosyo.

**LUGAR NA MADALING PASUKIN.** Dapat rin itong ikonsidera sa pagpili ng tamang lokasyon para sa iyong itatayong negosyo. Alamin kung ang lugar ay ligtas, ito ba ay madaling pasukin ng iyong kustomer, suplayer at mga empleyado? May sapat ba itong parking space para sa iyong mga potensyal na kustomer?

**ALAMIN ANG MGA ORDINANSA AT PATAKARAN SA ISANG LUGAR.** Importante ring malaman kung ang isang lugar ay may mga ordinansa o patakarang tuwirang makakaapekto sa pagpapatayo ng iyong negosyo. Maaaring magtanong sa lokal ng lugar para dito.

**SA MGA MALLS O SHOPPING CENTER.** Kung ang iyong target na lokasyon ay ang mga ito, maaaring makipag-ugnayan sa may-ari o tagapangasiwa ng mall o shopping center upang malaman ang mga polisiya nito, ang laki ng lugar at ang pagbabayad nito. Alamin rin ang daloy ng trapiko sa mga malls o shopping center kung ito ba ay angkop para sa iyong negosyo.

Ang pagpili sa tamang lugar ay napaka importante lalo na sa mga nagsisimulang magnegosyo, ngunit ito ay isang aspeto lamang na dapat ikonsidera sa pagtatayo ng negosyo. Magbasa at manaliksik kung paano magsimula ng isang negosyo at mga tips para dito. (pinoybisnes.com)





Ni Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section
KPCCenter, Kuwait



# Lesson 41

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Ang mga sangkap sa kuwarto | Al-aghradh fi gurfatin nawm | الأغراض فى غرفة النوم |
| Kama | Sarir | سَرِير |
| Kumot | Bataniya | بَطَانِية |
| Unan | makhadah | مَخَدَة |
| Kobre kama | Sharshaf | شَرشَف |

***Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng LIBRENG Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter,*** 24712574 ***or*** 24756796 ***extentions*** 116 ***sa mga babae, at*** 102 ***sa mga lalaki.***

# MAGTAWANAN TAYO

## (Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Ni Issa Mohammad Tragua, e-mail: jorgetragua@yahoo.com

Anak: Mommy, ang ganda ng bracelet mo. Bigay ba ni Daddy 'yan?
Mommy: Ay naku anak, kung sa Daddy mo lang ako aasa, baka pati ikaw wala sa mundong ito.

Pare1: Sobra na talaga ang katangahan ng kumare mo. Akala niya, ang LAWSUIT ay uniporme ng pulis.
Pare2: Ay tanga nga! Di ba uniporme ng abugadon 'yun?!

Align Sebya: Ang hirap sa iyo Gudo, pag lasing ka nakakalimutan mo na ako.
Gudo: Hindi totoo yan, hik! Katunayan kanina pa nga kita iniisip, hik!... kung anong pangalan mo!

Align Sebya: Ang hirap sa iyo Gudo, pag lasing ka nakakalimutan mo na ako.
Gudo: Hindi totoo yan, hik! Katunayan kanina pa nga kita iniisip, hik!... kung anong pangalan mo!

Girl: Doc, ano na? Di na ba ako tutubuan ng tagyawat?
Doc: Naku di na misis.
Girl: Talaga po doc (masayang-masaya)
Doc: Oo, kasi wala nang space.

Titser: mga bata, ano sa tagalog ang sandwich?
Pedro: Ma'am, mangkukulam sa buhangin!
Titser: ano?! O sige valedictorian ka!
Pedro: Ma'am thank you po…
Titser: Pa-thank you thank you ka pa ah! Balik ka sa grade 1
Pedro: Ngeee!

MISTER: (SHOUTING!) Honey, mag-empake ka na, nanalo ako sa lotto.
MISIS: Wow! Anong dadalhin ko?
MISTER: Wala akong pakialam, basta lumayas ka na!

MISTER: Kung hindi sa pera ko hindi ka makakatira sa ganitong kalaking bahay!
MISIS: Hoy, kung di rin dahil sa pera mo wala rin ako rito!

MATRONA: Sa palagay mo, mahal, ilang taon na ako?
BINATA : Kung titignan ka ng naka sideview, 18 ka lang; kung nakatalikod naman 16 lang; kung sa tangkad, 14 ka lang. Bale pagnakaharap ka ang total ay 48, sweetheart.

ANAK: 'Tay, anong pagkakaiba ng Supper at Dinner?
ITAY: Anak, pagkumain tayo sa labas, Dinner 'yun. Pag dito tayo kakain ng luto ng Mommy mo, Suffer yon!!

Mister: "Ako ay malapit nang mamatay. Ipagtapat mo na sa akin kung sino ang ama ng bunso natin dahil siya lang ang pangit sa siyam nating mga anak."
Misis: "Huwag ka galit siya lang tunay mo anak!"

pulis: lahat ng lalagpas ng 10pm na hindi pa nakakauwi sa inyong mga tirahan ay babarilin ko
pedro: 9:45pm palang bakit mo na binaril si juan?
pulis: alam ko kung saan sya nakatira ang layo pa nun di sya aabot.

GIRL 1 : Halata na tiyan mo, bakit di pa kayo magpakasal ng BF mo?
GIRL 2 : Ayaw ng pamilya niya eh!
GIRL 1 : Sino may ayaw, tatay o nanay niya ?
GIRL 2 : yung misis niya!

pare1: pare gumawa na sila willie revillame at manny villar ng sarili nilang noontime show mapapanood na sa abc5.\
pare2: talaga? ok lang yun pareho naman silang loser! ano nga pala tittle ng kanilang show?
pare1: KAWAWA WE

Ni Sister Um Ismael
(Mga Kakanin at Panghimagas)

**PASTILYAS**

**MGA SANGKAP:**

1 latang gatas-ebaporada o kondensada
¼ kilong patatas
¼ kilong asukal

**PARAAN:**

1. Ilaga ang mga patatas, talupan at gilingin.
2. Ihalo rito ang gatas at isalang nang katamtaman lamang ang gatong. (Timplahan ng 1 kutsaritang vanilla kung nais.) Huwag lulubayan ang paghalo habang na-kasalang at kapag malapot na ay isama ang asukal. Paalaala: huwag titimplahan ng asukal kapag gatas na kondensada ang gagamitin!
3. Hanguin kapag makunat na at ilatag sa malapad na sangkalan na pinahiran ng mantikilya.
4. Tipiin at paghi-hiwain nang pahaba.
5. Pagulungin sa asukal saka balutin ng papel.

**PASTILLAS DE LECHE**

**MGA SANGKAP:**

1 tasa ng gatas, sariwa
¼ tasa ng asukal na puti
1 kutsarang mantikilya
6-8 kutsarang gatas na polbos
½ tasa ng asukal
½ kutsara ginadgad na balat ng dayap

**PARAAN:**

1. Sa kawali ay lutuin ang gatas at asukal hanggang hu-miwalay sa gilid ng lutuan.
2. Isama ang mantikilya at gatas na pulbos.
3. Haluing mabuti hanggang mamuo. Pabayaan ng ilang minuto para medyo tumigas.
4. Ihalo ang ginadgad na balat ng dayap o kalamansi.
5. Hatiin sa 30-40 piraso at kortehang pahaba.
6. Igulong sa asukal at ibalot.



(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)

Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information,Kuwait



# ANG KASAYSAYAN SA PANAHON NG KASTILA

Nang lumapag si Magellan sa Pulo ng Limasawa noong ika-16 ng Marso 1521, ang Pilipinas ay isa ng Bansa ng mga Muslim sa kadahilanang ang karamihan ng populasyon ay mga Muslim na. Pinatutunayan din sa kasaysayan na noong dumating si Legaspi (ang pumalit kay Magellan na napatay ni Lapu-Lapu), ang kaharian ng mga Muslim ay naitatag na sa Batangas, Pampanga, Mindoro, Panay, Catanduanes, Cebu, Bohol, Samar, Manila, Palawan, na hindi pa kasali ang solidong mga Pulo ng Mindanao.

Noong ika-13 ng Hunyo 1571, ang mga Kastila ang nagpasimula ng mainit na digmaan laban sa mga Muslim ng Maynila na pinamumunuan ng huling haring Muslim na si Rajah Soliman (ang pinuno ng mga Sultan sa Luzon). Ipinagtangol ni Rajah Soliman ang kanyang kaharian ng buong tatag hanggang sa kahulihulihang hibla ng kanyang buhay na nangyari sa Bangkusay, (sa dalampasigan ng Tondo). Sa pagkatalo ni Soliman, ang mga Kastila ay nagdulot ng lagim sa Pulo ng Luzon. Pinatay nila ang mga lalaki at babae, matanda at bata. Ang mga Muslim sa karatig bayan ay nagtangol sa kanilang mga sarili hanggang sa kanilang huling hininga. Itak at palaso laban sa baril at kanyon.

Itinatag ng mga Kastila na pangunahing lugar ang Manila at nagplano sila na lusubin ang Visayas. Sa maikling sandali, nalupig nila ang Visayas. Ang mga Muslim na hindi namatay sa digmaan ay napilitang talikdan ang kanilang relihiyon at tanggapin ang Kristiyanismo. Pero ang mga matatapang at bayani ay mas nilubos pa nilang mamatay kaysa sumira sa ALLAH (Subhanahu Wa Taala). Ang mga katutubo na mahihina ang pananampalataya sa kanilang dating relihiyon ay tinangap ang relihiyon ng mga Kastila. Hindi huminto ang mga Kastila sa pagsakop sa Luzon at Visayas. Di pa sila nakontento, pinangarap pa nilang masakop ang mayamang lupain ng Mindanao. Pero ang mga tribu ng Kalagan, Maguindanao, Iranon, Maranaw, Tausog, Yakan at Sama, nilabanan nila at pinahinto ang pangarap ng mga Kastila. At doon nagsimula ang tumanyag na digmaan ng mga Muslim at Kastila.

Ust. Mohammad F. Sumaway




# UGNAYANG PANGKALAKALAN AT PANANALAPI

Itinalaga ng Islam ang lahat ng mga alituntunin at batas para sa kabutihan at kapakanan ng tao at ito ay nangangalaga rin para sa kanyang mga pananalaping ugnayan at mga propesyonal na karapatan, maging siya ay isang mayaman o mahirap, at tumutulong para sa pagkakaisa ng pamayanan, sa pagpapa-unlad at pagsulong nito sa lahat ng aspeto ng buhay.

Ipinag-uutos at ipinag-aanyaya ng Allah ang paghahanap-buhay sa mundong ito at ito ay binigyan ng paliwanag sa iba't ibang aspeto:

PAGPAPALIMOS. Katotohanang Kanyang ipinagbabawal ang panghingi ng yaman [o kabuhayan] sa mga tao hangga't ang tao ay may kakayahang gumawa at maghanap-buhay nang ayon sa kanyang sariling pagsisikap at paggawa, at Kanyang ipinaalam na ang sinumang humihingi ng yaman [o kabuhayan] sa mga tao, samantalang may kakayahan namang gumawa at maghanap-buhay, ay Kanyang isinasadlak sa kawalan ng dangal ang kanyang sarili sa paningin ng Allah at maging sa paningin ng mga taong kanyang nakakasalamuha sa lipunan.

Sapagka't sinabi niya: «Ang isang tao na patuloy na namamalimos nang walang dahilan ay kanyang makakaharap ang Dakilang Allah [sa Araw ng Paghuhukom] na walang laman ang [pisngi ng] kanyang mukha». (Al-Bukhari: 1405 – Muslim: 1040)

At sinabi ng Sugo ng Allah: «Sinuman ang dinapuan ng matinding karukhaan [o kahirapan] at ito ay kanyang iniasa sa mga tao, ang kanyang karukhaan [o kahirapan] ay walang katapusan, nguni't kung ito ay kanyang iniasa [at idinaing] sa Allah, mamadaliin ng Allah para sa kanya ang kasaganaan (kasapatan at kaluwagan)». (Ahmad: 3869 – Abu Daud: 1645)

PAGHAHANAP-BUHAY. Kinikilala ng Islam ang lahat ng paghahanap-buhay [o mga gawaing pangkabuhayan] sa alinmang larangan, kalakal at industriya, mga paninilbihang-kalakal [general services] o pamumuhunan [o investment] bilang mararangal na gawain hangga't ito ay pinahihintulutan at hindi nasasangkot sa mga maling ugnayan. Sa katunayan, ipinaalam ng Islam na ang mga Propeta: «Walang propetang isinugo ang Allah maliban siya ay isang tagapag-alaga ng kambing». (Al-Bukhari: 2143), at si Propeta Zakariyya ay isang anluwage (Muslim: 2379). At gayundin naman ang iba pang mga Propeta, sila ay naghanap-buhay tulad ng gayong simple at marangal na hanap-buhay.

Tunay na sinuman ang naghanap-buhay nang may layuning itaguyod ang sarili at pamilya at tumulong sa mga taong nangangailangan, ay gagantimpalan ng Allah nang kasaganaan nang dahil sa kanyang pagpupunyagi [at pagsisikap na mabuhay nang marangal].

Sa pangkalahatang pananaw ng Islam, ang lahat ng kalakalan [at pananalapi] ay ipinahihintulot. Kabilang na rito ang pagtitinda, pamimili, pagpapaupa at ang lahat ng uri ng paninilbihang-kalakalan na kinakailangan ng tao sa kanyang pang-araw-araw na pamumuhay maliban na lamang sa mga bagay na ipinagbawal sanhi ng likas na karumihan nito o mga bagay na nakuha sa di-makatwiran o maling pamamaraan [tulad ng panlilinlang, pandaraya at pagkamkam].

(Ang Gabay Para sa Bagong Muslim, p. 184-185, by Fahd Salem Omer Bahammam, Riyadh, 1433H)



Inisulat ni Ust. Marouf Baraguir Ali
Da'iyah & Social Researcher
KPCCenter, Kuwait

## Su Hadis a 27

Nakabpon kani An-nawwas a wata mama ni Sim-an a nalilinyan silan duwa nu Allah, ebpon kanu nabi Muhammad a nanget salkanin su limo nu Allah endo sagiahatra, pidtalo nin: (Su pidtalo a mapia na su kapia na palangay, su malat manem na kanduwaduwa nu manggiginawa nenka siya kanu enggagaysa nando kabensiyan nenka I mailay nu mga taw).

Napanudtol ni Muslim

Nakabpon kani Waabisa a wata mama ni Ma'bad pidtalo nin: minangay ako kanu nabi Muhammad a nanget salkanin su limo nu Allah endo sagiahatra pidtalo nin: (nakawmaka ka ibagidsa nenka I mapia endu malat?) pidtalo ku: uway. Pidtalo nin: (idsay kaden mon i ginawa nenka, su mapia na pedtatakena lon I manggiginawa endu pedtatakena lon I pamusungan, su malat manem na penduwaduwa lon I ginawa endu penduwaduwa siya kanu laleb apia pan enggiyan ka nu mga taw sa kukuman).

Su nakuwa pangagi endu guna kanu nan a Hadis:

1- Su pidtalo a mapia na kapia na palangay siya kanu Allah kanu kaparitiaya salkanin kanu langon nu inisugo nin endo kadsanggila kanu langon nu inisapal nin, nando kapia na papalangayn kanu pagidsan ta a manusya.

2- Su malat a galbekan na enduwawa lon su ginawa nu taw endo kabensiyan nin I madsagipa nu pagidsan nin a manusya.

3- Idsan den mon nu taw su ginawa nin ka katawan nin bon I malat mapia, ka su mapia na edtatakena lon I manggiginawa endu pamusungan, su malat manem na penduwaduwa lon I taw.



Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Public Relation & Information
KPCCenter, Kuwait
e-mail: aymus8118@yahoo.com.

## KATAYA SO MANGA DU'AH A KINOWA KO HADIS

13. "Allahomma Salley Ala Mohammaden Wa Ala A'ley Mohammaden Kama Sallayta Ala Ibrahim Wa Ala A'ley Ibrahim Innaka Hameedon Majeedon"

"O Allah na salawatika so Nabi Mohammad taman ko manga pamilyaniyan sa manako kiyasalawatka ko Nabi Ibrahim tamanko manga pamilyaniyan, sabensabenar a S'ka I kher'k sa Bantogan ago Kapuro, O Allah na pakambarakatangka so Nabi Mohammad taman ko manga pamilyaniyan sa manako kiyapakambarakatangka ko Nabi Ibrahim tamanko manga pamilyaniyan, sabensabenar a S'ka i kher'k sa Bantogan ago Kapuro."

14. "Allahomma Aslih Ley Deyniy Allazey Howa Ismato Amrey, Wa Aslih Ley Donyaya Allati Fiyha Maashey, Wa Aslih Ley A-Khiratey Allati Fiyha Maadey, Waj-Alil Hayata Ziya-Datan Ley Fi Kolli Khairen, Waj-Alil Mawta Ra-Hatan Ley Minkolli Sharren "

"O Allah na pimpiyaningka raki so agamako a namba I phakaparihala ko galbek ko, ago pimpiyaningka so donyako a sanakoba phaginoyagan, ago pimpiyanengka so gay a mauriko a sanakoba pembalingan, baloyangka so uyag-uyagko sa makauman ko kapiyananko, ago baloyangka so kapatayko sa ikadegkako ko langono manga marata"

15. "Allahommafazniy Bil Islami Qa-Iman, Wahfazniy Bil Islami Qa-Idan,Wahfazniya Ra-Qidan, Wala Tushmitbiy Adowwan Wala Ha-Sidan, Allahomma Inni Aa-Aloka Min Kolli Khairen Khaza-Inoho Biyadika, Wa A-Uwzo Bika Min Kolli Sharren Khaza-Inoho Biyadika."

"O Allah na parihalakongka ko Islam sayako kapedtendegko, ago parihalakongka ko Islam sayako kapphagontodko, ago parihalakongka ko Islam sayako kapedtrurogko, ago diyakongka phikipeg's ko kontrako ago diyakoniyan madengki, O Allah na sabensabenar a saki na phangne ako R'ka phonko langono mapiya a itatagongka, ago saki na sabensabenar a p'lendong ako R'ka ko langono marata a itatagongka."



Insulat ni Usta. Pahima Guiabal
Da'iyah & Cultural Field Worker
IPC - Salmiya Branch, Kuwait

## Talos o Bitiyala Pantag sa Babay Kano Islam

Uway, italos tano bon so bityala tano pantag kano kambetadan no babay sa Islam, niya manem so mga dayt-patot a zanggilan tano a manga babay: ya mayto na pantag sa kapagebok, siya sa dalpa na mga arab na iniganat den kano paganay pan a timpo na isa a manis o babay i malendo i bokin upama bo ka katademan no so tudtulan kano Nabi Ayyoub (alayhis salam) na so kaluma nin na sangat a malendo i bokin.

Kagina ka mayto na ya banya pinazanggilan salkitano a manga babay na so kasumpat sa bok sa ya mayto na so babay a mababa i bokin na sumpatan nin sa salakaw a bok asal bo a kalendo atawka malendo i kaylay lon no manga taw, na so niya na di inya paka ayon kano Agama Islam ka isa manem inya kazabapan a kapakawatan no taw kano Kadenan nin. Niya so Hadeeth a nakaukit kani Ibn Omar, pidtalo no Nabi Muhammad (SAS): ((Nakawatan den kano limo no Allah so babay a panumpat sa bok endo so babay a papedsumpat sa bok, so babay a panago sa tattoo endo so babay a papedtattoo)). So niya a Hadeeth na yalon nakapanudtol na sila Al-Bukharie endo Muslim.

Di kena yanin ma>na i malat so kadteped no babay sa bok ka dala bon problema kano babay a tinebpedan sa bok asar a dili manem maka subra sa yamayto na iyawa den so langon no bok atawka maya kalbo sabap sa so kagkalbo no babay na inisapar o Nabi tano a Muhammad (SAS), niya manem so Hadeeth a nakaukit kani Qataadah, a nakaukit kani Ekrimah pidtalo nin: ((Inisapal no Nabi Muhammad (salla-Allaho Alayhi wasallam) kano babay i kalbuwan nin so ulo nin)).

Upama ka aden a nakineg tano a tudtol sa so isa kano manga kaluma no Nabi Muhammad (SAS) a mana si Maymounah na migkalbo, sa yalon kinataw na guna sekanin matay na ped a linumebeng lon na si Ibn Abbaas na lo ba natawan i migkalbo besen so kaluma no Nabi kano kina Hajj nin, na so niya na ya bityala lon no kadakelan kano manga Olama na upama ka migkalbo si Maymounah a kaluma no Nabi na exclusive den into salkanin. Namaingka manem ka yanin bo kapya i kalbo den so babay sa yanin upaman na mizakit atawka ka aden a sakit na ulo nin sa tuden i kapya nin na makagkalbo na dala den problema lon ka mapakay den a kalbo sekanin, sa siya tano den yuzad kano ayatan no Allah sa dalem a Qur-ân:

((وقد فصّل لكم ما حرم عليكم إلا ما اضطررتم إليه)) الأنعام/119.

Ya ma>na no niya kadtalo no Allah: ((A saben-sabenal a pizempad Nin salkano so nganin a iniharam Nin salkano, yatabya na so dili den kaiwasan sabap sa nisisita den gayd)). Pantag manem kano kabpangawa sa manga baraybon na manga lima, ay atawka siya den kano lawas endo so kapegkutiks na iza tano bo kano manga Olama tano a namaka sabot ka malendo inan a bityala di tano kaya-kaya ka kawagib tano sa kanilan i katuntayan tano so endaw i dayt a katuntayan sarta na silan ba i dayt-patot i pangingizan tano magizan i siya kano kabpaginetaw tano labi den siya kano kabpagagama tano ula-ula a masampay tano so kapulo a kambetadan tano a manga babay.

Italos tano bo o miyog so Allah…



# ATONG TUBOD: Balik Sa Balangay

Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez

Ang labing importanteng leksyon nga akong natun-an gikan sa literatura sa mga Lumad mao kini: Walay haw-ang o distansiya tali sa tigsugilon o magbabalak ug ang tigpaminaw. Dili lamang kay ang tigsugilon/magbabalak ug ang tigmaninaw nag-inatubangay, kondili, ug kini ang mas importanteng hinungdan, naggamit sila og parehong pinulongan, ang ilang kaugalingon pinulongan, nga naglangkob sa ilang kultura, tinuhoan, tradisyon, mitos ug leyenda, ug kasaysayan isip balangay, isip katawhan.

Busa hingpit silang magkasinabot. Ang tigsugilon/magbabalak ug ang tigpaminaw nagbaton og parehong panlantaw-sa-kalibotan (worldview). Usa ra sila ka balangay o komunidad. Ug tin-aw ang tumong sa arte sa literatura: silbihan ang balangay. Ang tanang mitos, epiko, leyenda, awit, sugilanon ug uban pang mga artistikong kamugnaan nagtabang sa pagtibuok sa balangay ug paghiusa sa balangay.Ang tigsugilon o magbabalak nagagamit og mga simbolo, imahen, ug alusyon nga nailhan sa balangay. Unsa kadtong wala mailhan iyang himoong suud sa tagibalangay. Unsa kadtong langyaw iyang himoong lumadnon, iyang himoong kaugalingon. Kay ang Lumad nga tigsugilon o magbabalak interesado nga masabtan, dili aron kalibgan. Mao kini ang akong gitawag nga pagbinalangay (communitization) o pagpasuod (familiarization). Sa paghimo og metapora, ang magbabalak motandi og usa ka butang ngadto sa lain pang butang nga suod usab sa balangay. Busa naay bag-ong mamugna apan mailhan ra usab sa balangay.

Apan kini dili kinaiya lamang sa literatura sa mga Lumad o sa mga primitibong literatura. Tinuod kini sa tanang dominante, makagagahom, mayoriya, ug modernong literatura.Hinoon, adunay mga modernong magsusulat o magbabalak nga posibleng dili masabtan sa ilang kaugalinong balangay. Nauso man ugod kaniadto nga ang mga magsusulat ug mga magbabalak mosulat alang sa ilang isigkamagsusulat o isigkamagbabalak. Unya ilang ipakita kon unsa sila kahawod pinaagi sa pagkatag og mga dili mailhang alusyon kondili ba mga lunlong langyawng pulong o pamulong diha sa ilang sinulat. Ang resulta, dili sila masabtan sa mayoriya sa sakop sa ilang balangay. Sa akong pagtuo gamay ra ni sila, kaysa maoy kinadaghanan sa mga magsusulat.

Ang kadaghanan sa mga magsusulat, bisan sila nagaeksperimento, gusto gyod nga mas sayon silang masabtan kaysa lisod o dili masabtan. Gusto nilang makig-estorya sa ilang balangay ug mosilbi sa ilang balangay.Ug sentro niini nga isyu mao ang paggamit sa lengguwahe. Kon mosugilon ang Lumad sa iyang estorya, gamiton niya ang iyang Lumad nga pinulongan. Kon mosugilon ang Ingles sa iyang estorya, gamiton niya ang Ingles. Mao usab ang French, mao usab ang Hapon. Niining puntoha, klaro kanila ang ilang tagsa-tagsa ka balangay. Ug mao kanay nakapahingangha kanako. Ang gitawag nga atrasadong Lumad ug ang sopistikadong French adunay panagsama: Gigamit nila ang ilang kaugalingong pinulongan sa ilang literatura.



Apan alang kanatong mga Pilipino, ang pinulongan nagpadayon nga tunokon ug mabahinong isyu.Kinsa ang imong balangay? Importante kini nga pangutana kay ang imong tubag maoy mogiya sa direksiyon sa imong kinabuhi sa literatura. Kinsa ang akong balangay? Kinsa kaninyo ang nakasabot sa ako karon samtang ako nagasulti? Kamo ang akong balangay. Ang nagkabahin nga kinaiya sa atong panagtigom karon nagsalamin lamang sa akong gitawag nga pataas-ubos o pinatindog nga sosyal nga pagkasiak (vertical social split) sa atong katilingban. Kini mga geososyal nga liki nga nasubay segun sa linyang etnobanay (ethnokinship) ug ispisipikong yutang-pinuy-anan (homeland). Usa kita ka nasud nga dunay daghang dakbalangay (community). Naay dakong dakbalangay, gamay nga dakbalangay. Ang Ilocano. Ang Tagalog. Ang Manobo. Matag usa kanato usa ka balangay. Dayag na lang, kutob nga kita dili magkasinabot, kita managkalahing balangay. Nagkahigayon lamang nga ang mga Katsila napandol diri sa mga isla ug gipailalom kita ubos sa usa ka kolonyal nga administrasyon nga walay pagtagad sa mga dagko ug

gagmay nga kasina ug panagsangkaay sa nagkadaiyang dakbalangay. Dihang mipuli ang mga Amerkano, ilang gilig-on ang kolonyal nga gambalay diin kita karon napailalom isip usa ka nasud. Wala na ang mga Amerkano, apan maingon ba nato nga kita hingpit nang dili-kolonya (decolonized)?

Tungod kay kita dili usa ka katawhan, dili kita magkasinabot, (bisag nagpuyo sa usa ka nasud nga gitawag Pilipinas) ang atong mga lider sa politika ug kultura nagpamugos nga ipaslak sa atong mga ulo ang mga kolonyal nga lengguwahe aron kuno kita magkahiusa. Sa kadugayan nahimong dominante ang English kay kini ang gihimong himan sa pagtudlo sa sistema sa edukasyong kolonyal, usa ka palisiyang kolonyal nga padayong gisunod ug wala gihagit, o kon gihagit man, wala pa mapukan. Sa akong tan-aw ang padayong paggamit sa English adunay negatibong resulta; ang labing masulob-ong resulta mao ang pagkamugna sa usa pa ka balangay nga nahimulag sa uban pang nitibong balangay. Ako kining gitawag nga pinahigdang pagkasiak (horizontal split) sa atong katilingban, nga nagpagrabe sa pagkabungkag sa atong nasud.

Ang tumong sa atong mga lider mao ang pag-umol kanato ngadto sa usa ka balangay nga mosulti og English, ug masuhito sa pamaagi sa panghunahunang Kasadpanon). Gisagop nato sa tibuok ang langyaw nga panlantaw-sa-kalibotan, ug nahimuot kita nga mogamit og mga day-ong simbolo ug imahen. Atong gipapha ang atong kaugalingong kailhanan kon (identity), ug gisilotan pa gani nato ang atong kaugalingon kon mosulti sa atong kaugalingong pinulongan. Mabangis natong gihimulag ang atong kinabuhi sa balay ug kinabuhi sa eskuylahan. Kay gipakaulaw nato ang atong kaugalingong pinulongan, gikaulaw na usab nato ang atong kaugalingon, gikaulaw ang atong panlantaw-sa- kalibotan. Daghan kanato gusto nga mahimong Amerkano, British, Hapon man gani. Dili Sugbuanon, dili Ilo-
-ano, dili Manobo. Dili gani Pilipino.

# BISAYANG JOKES

Si Inting mi adto sa USA, ni order ug sikwati, iyang gihigop bisag init ug nakahilak si Inting!
AMERICAN: Anything?
INTING: Init molang!

Unang adlaw…
Bata: Ayo, naa mo babol gam?
Tindero: Wa mi babol gam.
Ikaduhang adlaw…
Bta: Ayo, naa mo babol gam?
Tindero: Wa lagi mi babol gam. Sigeg samok uy.
Ikatulong adlaw…
Bata: Ayo, naa mo babol gam?
Tindero: Giingnan na ta ka gahapong wa mi babol gam. Mobalik pa gani ka diri ugma pusilon tika.
Pagkaugma…
Bata: Ayo, naa mo pusil?
Tindero: Wala.
Bata: Aw, naa mo babol gam?

Isko: Gubot gyod ang kinabuhi.
Paeng: Mao, kinagubotan. Tan-awa naminyo kos biyuda nga may anak dalaga. Gipakaslan pod ni Tatay ang anak. Nanay na hinuon nako ang dalaga, ug si Tatay akong anak. Ang asawa nako, ugangan ni Tatay. Kon manganak sila, lolo ko sa akong igsoon. Kagubot gyod!

Boy: Di na madayon atong kasal
Girl: Ngano man?
Boy: Imong kuya man gud.
Girl: Di ui! Nagustohan gani ka niya.
Boy: Mao gani, naka-like sad ko niya!

Konduktor: Kinsa ning kanding dinhi?
Pedro: Ako na!
Konduktor: Plitihan tani ha?
Pedro: O’ pangutan-a lang kung naa ba na sya’y kwarta!

MAY NAGDISENYO BA NITO?

# Ang Ngipin ng Sea Urchin na Hindi Pumupurol







● Gamit ang limang ngipin nito, inuuka ng sea urchin ang bato kung saan ito magtago. Pero nananatiling matalas ang mga ngipin nito kahit gamit na gamit sa pagbutas sa bato. «Di-hamak na mas mahusay iyan kaysa sa lahat ng ginagamit nating pamputol o panghasa,» ang sabi ni Pupa Gilbert, propesor ng pisika sa University of Wisconsin Madison sa Estados Unidos. Ano kaya ang sekreto ng sea urchin?

**Pag-isipan ito:** Ang ngipin ng sea urchin ay binubuo ng dikit-dikit na krsital na parang sinemento sa tibay. Gayunman, «may partikular na mga bahagi ng ngipin kung saan ito napupupol,» ang sabi ni Gilbert. Dahil mahina ang mga bahaging ito - parang linya ng maliliit na butas sa selyo - madali itong maputol kapag mapurol na at lilitaw naman ang panibagong matalas na bahagi. Yamang ang gnipin ay patuloy na utmutubo sa isang dulo, at kusa namang natatanggal ang mapurol na bahagi sa kabilang dulo, nananatili itong matalas. Sinabi ni Gilbert na ang ngipin ng sea urchin ay «isa sa iilang bagay sa kalikasan na napapananatiling matalas ang sarili nito.»

Ang pagkakaalam kung paano nananatiling matalas ang ngipin ng sea urchin ay makatutulong nang malaki sa mga nagdidisenyo ng mga kasangkapang pamputol. Kung magagaya nila ito, makagagawa sila ng mga kagamitan na may paraan para kusang mapatalas ang sarili. «Nasa mekanismong ginagamit ng sea urchin ang susi,» ang sabi ni Gilbert.

**Ano sa palagay mo?** Nagkataon lang ba ang ngipin ng sea urchin na hindi pumupurol? O may nagdisenyo nito?

Both photos: Courtesy of Pupa Gilbert/University of Wisconsin-Madison

(Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines)